




- Pagtuturo ng wikang arabik.
- Mga panayam tungkol sa mga okasyong pang-islam, mga kapistahan at okasyong pambansa.
- Mga programa sa pakikipagtulungan ng Philippine Embassy sa Kuwait.
- Seminar para sa mga magpapakasal.
- Mga seminar tungkol sa mga tradisyon at kaugaliang kuwaiti.
- Mga Kompetisyong Pangkultura.
- Mga Pamamasyal at Paglilibang.
- Mga Programang Pampalakasan.
- Monthly Magazine ng Center (PAG-USAPAN PO NATIN !).

**Kami po ay malugod na nag-aanyayasa inyong pagbisita sa ating sentro.**





المركز الكويتي الفلبيني الثقافي
**Kuwait Philippine Cultural Center**

CMS
معهـد كامـز للتـدريب الأهـلي
CENTRE FOR COMPUTER & MANAGEMENT STUDIES

جمعية النجاة الخيرية

# LIBRENG PAG-AARAL NG ARABIK PARA SA MGA PILIPINO
**(With Certificate)**



## For reservation and registration

Tawag lang sa 24712574 or 24756796

Extention 102 sa mga lalaki, Extention 116 sa mga babae

Office Hours: Sundays to Fridays, Morning 8:00– 1:00, Evening 4:30 – 8:30

KPCCenter is Closed on Saturdays

## ARABIC CLASS 2012 – 2013 SCHEDULE OF CLASSES & REGISTRATION

| BATCH | REGISTRATION PERIOD | DURATION OF CLASSES |
|---|---|---|
| 1st Batch | February 1 - 29, 2012 | March - June 2012 |
| 2nd Batch | June 1 - 33, 2012 | July - November 2012 |
| 3rd Batch | November 1 - 31, 2012 | December 2012 - March 2013 |

Mag-aral Bumasa at Sumulat ng Arabik sa Loob Lamang ng Apat na Buwan

FILIPINO MAGAZINE
# PAG-USAPAN
PO NATIN !



PUBLISHED BY
KPC Center
Farwaniya, Block 1
Street 74 corner Street 72
Building 12
Phone 24712574, 24756796
Fax (965) 24712574 (102)
Hotline: 97802777
www.kpccenter.com
www.pagusapan.com








*Ang Pag-usapan Po Natin! Filipino Magazine ay ang monthly publication ng KPCCenter. Ang Kuwait Philippine Cultural Center ay isang kalipunan, isang kongregasyon, at isang center kung saan nagtatagpo ang mga layunin para sa kaunlaran sa pamamagitan ng pakikipag-ugnayan sa mga Filipino sa Kuwait, ano man ang kanilang relihiyon, tribo, at kasarian. Ang layunin nito ay upang makapagtatag ng isang sentrong pangkultura at pang-edukasyon upang tangkilikin ang lahat ng maiinam na kultura at mga anyo ng edukasyon. Ito rin ay nakikipagkasundo, at lahat ng mga gawain nito ay sa pamamaraang tuwiran at katamtamang pakikitungo, na nag-aanyaya sa lahat upang sama-samang makapagtatag ng bukas na mga talakayan tungkol sa lahat ng aspeto ng pamumuhay.*

*Ang mga nilalaman, pananaw at mga opinyong nailathala sa magazine na ito ay di kailangang kumatawan ng KPCCenter, kahit pa ito ay isinulat ng isang empleyado nito. Ang lahat ng pagsisikap ay ginagawa upang maiwasan ang pagkakamali sa mga impormasyong nilalalaman ng mga artikulo, ngunit, walang pananagutan kahit anuman ang maaaring ipagpalagay sa magazine na ito o sa tagapaglathala nito, ang KPCCenter.*

*Para sa mga komento at mga katanungan, mag-e-mail sa:*
*ullessis@yahoo.com*


اللغة العربية هي لغة المثقفين


المسابقة الثقافية


سؤال وجواب


شعر



Ullessis Abaya
ullessis@yahoo.com

# OFW KA BA? PLEASE LANG...MAG-IPON KA

*Paalala: Napakahaba po nito pero hindi po ako mag-aaksaya ng oras na isulat ito kung wala kayong matututunan pagkatapos ninyo itong basahin. Inaanyayahan ko kayong basahin ang lahat ng ito upang kahit papaano ay makaipon kayo.*

*Ikaw ba'y matagal na sa abroad at wala pa ring ipon?O kaya naman ay nagsisimula pa lamang sa pakikipagsapalaran subalit punung-puno na ng pangarap na makaipon para sa kinabukasan? O ikaw ba ay papaalis pa lamang sa Pilipinas para mangibang bansa at gusto mo ring kumita ng malaki para sa iyong sarili at iyong pamilya? Kung ganun, maaaring kailanganin mo ito. Ito ang ginawa ko sa buhay kaya kahit papaano, ay may naipundar na rin at nakatulong sa pamilya.*

*Ayon kay Sir Dennis De Guzman ng KAKKAMPI International at ang editor in chief ng OFW Ako Magazine, Ang pag-iipon ay isang desisyon. Kundi mo kailangan o wala kang sinusuportahan, okay lang dahil buhay mo naman yan. Nakakalungkot lang na marami sa atin ang nagsasakripisyo na malayo sa pamilya subalit umuuwing luhaan dahil walang kahit kaunting ipon. Dapat itatak natin sa ating isipan na ang buhay abroad ay hindi panghabambuhay. Maswerte ka kung pauuwiin ka pagkatapos ng iyong kontrata, pero paano kung baguhan ka pa lang ay nagkaroon ng emergency sa inyo sa Pilipinas o kaya naman ay biglang nagkaroon ng problema sa trabaho at napauwi ka nang di oras? Dapat maging girl scout tayo sa lahat ng oras. Yun tipong LAGING HANDA!*

*Bago ko ilahad sa inyo ang aking tips, ikuwento ko muna ang ilang bahagi ng aking buhay..*

*Ako po ay ipinanganak na mahirap. Kung kahirapan lang ang pag-uusapan, di ako papahuli. Grade 6 ang natapos ng nanay ko at grade 4 naman si tatay. Nagkakilala lang sila sa Manila dahil iisa lang ang kanilang amo. Boy si tatay at maid si nanay. Wala kaming sariling lupa at bahay noon at ang puhunan lang naming lahat ay sipag at tyaga. Anim kaming magkakapatid at ako ang pang-apat. Yung panganay at pangalawa, di nakatuntong ng college dahil nagtrabaho agad sila para makatulong din sa amin lalo na at namatay ang tatay namin noong 13yrs old ako. Kaming 4 na sumunod ay nakatapos dahil sa kanya-kanyang diskarte. Nagcrew ng Jollibee si kuya habang nagtatrabaho bilang Student Assistant sa school. Ako naman, nagkaroon ng scholarship nung college at nang nanganib ang grades ay nagsimula akong magtinda ng load sa school at ang ginamit ko ay ang perang galing sa scholarship ko. 2003 nang nagsimula ang eload at ako ang kauna-unahan sa lugar namin kaya malaki ang kita. Yan ang isa sa mga tumulong sa akin kaya nakatapos ako sa college at nakakapag-abot pa ako sa nanay ko. Yung 2 kapatid kong sumunod sa akin ay nakatapos din dahil sa tulong ng auntie/uncle ko at konting tulong ko na rin dahil nasa abroad na ako noon.*

*Nang makarating ako ng abroad, doon lang kami nakabili ng mga gamit sa bahay tulad ng ref na ginagamit ng hipag ko na pinanglalagyan ng kanyang panindang BBQ. Napaaral ko ang mga pamangkin at mga kapatid ko. Kahit papaano ay natustusan ko rin ang pagpapagamot ng nanay ko na diabetic at nakatulong rin sa mga kamag-anak na nangangailangan.*

*Inabot ako ng 5 taon dito sa abroad bago nakabili ng bahay pero ang nabili ko ay sa isang subdivision at medyo may kamahalan din. Yun ang matagal ko na pinapangarap dahil yun ang pinakaregalo ko sa nanay ko sa paghihirap nya pagkatapos na mamatay si tatay more than 14years na ang nakakaraan. Wala kaming lupa at bahay noon pero ngayon ay may matatawag na kaming "amin" talaga. Alam ko na inabot man ako ng 5 taon pero hindi nasayang ang pinaghirapan ko dahil napunta sa mabubuting kamay. Investment na matatawag ang*

*Sa mga gustong magbahagi ng mga karanasan sa buhay habang nasa abroad, ipadala lang po sa BUHAY OFW Dear Kuya Eli, ullessis@yahoo.com*

*kapatid ko na napaaral ko sa college dahil ngayon ay nakakatulong na rin sya at hindi pa nag-aasawa. Sa 6 na magkakapatid, isa palang ang may asawa sa amin. Wala pang asawa yung ate ko (34yo), ako (27yo), sumunod sa akin (24, 20) at ang kuya ko na sa loob ng seminaryo ngayon. Sa loob rin ng panahon na di ako nakaipon para sa bahay, naipagamot ko ang pinsan ko na noon ay nangangailangan ng matinding gamutan. Sa kanya napunta ang naipon ko na pangdown sana sa bahay noon. Naging active rin ako sa charity works sa schools at bahay-ampunan.*

*Pagdidisiplina sa sarili ang pinakapuhunan ko dito sa abroad. Sabi ng nakakasalamuha ko, talo ko pa daw ang may asawa at isang dosenang anak kung magtrabaho. Nasa Pinas palang kasi, sarado ang mga palad ko sa layaw at hanggang ngayon na andito na ako sa Canada ay dala dala ko pa rin yun. Maniniwala ba kayong, hanggang ngayon, tuwing bumibili ako ay nagcoconvert pa rin ako sa peso? Kaya ang pinakapaborito kong store dito ay dollar store. Yung bawat bilhin mo ay nasa 1$ lang ang presyo. Paborito ko rin ang garage sales dito. Mabibilang ko lang ang gamit ko na binili ko sa isang store talaga. Iyun ang pinakareward ko sa sarili ko pero bago ako bumili, isang oras ko muna pag-iisipan. Haha! At once a week, I treat myself with cheeseburger. Mura na yun dito sa Canada pero kung tutuusin, mahal yun pag i-convert sa peso. Everyday kasi ako kumakain ng rice at ang cheeseburger ang pinaka-junk sa katawan ko..*

*Hindi ko magagawa at mababalanse ang pagtulong sa pamilya ko, kamag anak ko at ang pag-iipon ko kundi ako naghigpit ng aking sinturon. Para po sa lahat, hindi porke't andito ako sa Canada ay masasabing malaki ang kinikita ko. Malaki nga ang sweldo pero ang taxes at upa bahay ay kalakihan din at bawat kilos ay kelangan mong gumastos. Ika nga, pangalan ng bansa lang at benefits galing sa gobyerno ang maganda pero ang pag-angat mo sa buhay saang bansa ka man naroroon ay nakasalalay pa rin sa iyong mga kamay. Kundi ka marunong sa negosyo (tulad ng iba na sinuwerte pag-uwi ng Pinas), samantalahin mong makaipon habang may kinikita ka dahil hindi natin hawak ang bukas. Maaaring ang inienjoy mo ngayon ay mawala sa isang iglap at ikaw ang kawawa. Ang pamilya mong umaasa sa iyo ay maaapektuhan din.*

*Maaaring sabihin ng iba, nasa Canada ka kasi kaya malaki ang sahod mo at nakabili ka ng bahay. Opo, nasa Canada ako ngayon pero baguhan palang po ako dito. Bago ako nakarating dito, mahigit 3 taon muna ako sa middle east. Maliit ang sahod ko at nawalan ako ng trabaho sa loob ng 11months. Gumastos din ako ng halos 250k bago nakarating dito sa Canada at nakabayad rin ako ng mga pagkakautang ko noong panahong wala akong permanenteng kita at puro ako hiram sa mga kakilala. Hindi ko man cash na binili ang bahay ko ngunit ipinagmamalaki kong sabihin sa inyo na hindi ako umutang sa credit card at nabayaran ko lahat ng utang ko bago ako nakabili ng bahay. Disiplina sa sarili ang aking ginawa.*

*Pasensya na kayo at napahaba ang intro ko…haha! Intro lang pala yun! Ito ang mga tips na maaari kong maibahagi sa inyo.. Lahat ng ito ay ginawa ko.*

*BAGO UMALIS NG BANSA:*

*1. Pag-alis mo palang sa Pilipinas papuntang abroad, magdala ka na ng personal supplies mo tulad ng sabon, shampoo, napkin for girls at kung anu-ano pa. Mas mura pa rin bumili sa 'Pinas. Tandaan, ang sweldo mo ay makukuha mo pagkatapos pa ng isang buwang pagtatrabaho o kaya naman ATM (After Two/Three or Ten months).*

*2. Kung ikaw ay babae, wag ka muna maghangad ng mamahaling underwear.Pumunta ka sa divisoria at bumili ka ng pambansang panty.. Ang so-en. Kahit ilang dosena pa yan, pwede mong baunin. Nakatipid ka na, may iba't ibang color pa. Sa mga lalaki, bumili ka muna ng 3 for 50. Tsaka ka nalang bumili ng mas mamahalin kapag lumaki na kita mo.*

*PAG NASA ABROAD KA NA:*

*3. Wag kalimutan na foreign currency ang pera na hawak mo. Mas malaki ang value nyan kumpara sa peso. Ang sabi ng iba, mura na daw ang ٧Ca$ na value meal sa mcdo…..huh? Mabuti sana kung ٧pesos yun. Mahigit ٤٠٠ na yan sa Pinas ah. Mapadirhams, dinar, riyal, dollar, euro, yen o anu pa yan, dapat ilagay mo sa isip mo na MALAKI ANG PERANG IYAN KUNG IPAPADALA MO SA PINAS pero kung gagastusin mo sa bansang kinaroroonan mo, lalaho lang yan na parang bula.*

*4. Ikaw siguro ay mahilig magjogging or maglakad para mabawasan ang fats? At siguro, habang tumutulo ang pawis mo ay kailangan mong uminom. Mabuti na lang may store na nagbebenta ng bottled water. Pero, dito palang ay makakatipid ka na kung magbabaon ka ng tubig galing sa bahay. Nakatipid ka na, nakatulong ka pa sa environment dahil di ka na magtatapon or magrerecycle ng empty bottle.*

*5. Iwasan ang makipagkumpetensya sa kakilala na may mamahaling gamit or electronics. Maaaring sila ay walang obligasyon o kaya talagang wala silang pakialam sa hinaharap. Pag wala kang sapat na pera, mag-ipon ka at tiisin mo ang luho. Kailangan alam mo ang iyong*

needs at wants. Sa ٥ taon ko sa abroad, kelan lang ako nagpalit ng aking nokia na naghihingalo na. Galing pa iyon sa Pinas noong umalis ako at nadala ko sa iba't ibang bansang napuntahan ko sa Middle east, Caribbean at dito sa Canada. Yun yung ٧٢٥٠i na kung bibilhin mo siguro sa Pinas ngayon ay wala na isang libo.

6. "Kaya nga ako nag-abroad para tumikim ng masarap na buhay". Kung tutuusin, tama ka pero ang pagtikim ng masarap na buhay na pangmatagalan ay iba sa sarap ng buhay na tinatamasa mo ngayon. Yung pagbili mo ng luho ay panandaliang kasiyahan lang yan kapag pinagsawaan mo na kung ano man ang nabili mo pero kung ipunin mo yan at pag-isipan kung saan magandang gamitin na mapapakinabangan, maaaring ikaunlad mo at ng iyong pamilya.

7. "Kaya ako nag-abroad para sa pamilya ko". Tama ka ulit. Pero ang pagpapadala ng sobra sobra sa pangangailangan ay ang karamihang pagkakamali natin. Magpadala ka ng ١٠k sa isang buwan, kulang. Magpadala ka ng ٢٠k, kulang pa rin. Sabi nga sa economics, ganun daw ang law of supply and demand. Mas maraming supply, mas maraming pangangailangan. Ang ilan sa pamilya natin, pag alam nilang may kapasidad kang magbigay ng mas malaki, maaring aabusuhin ka nila. Ang sabi ni Eleanor Roosevelt, "No one can make you feel inferior without your consent." Kaya kung inabuso at naloko ka, malamang ay hinayaan mo silang gawin yun sa iyo. Kung ang pamilya mo ay di ka naiintindihan sa hirap na dinanas mo, turuan mo sila ng leksyon. Tandaan ang kasabihan na "Give a man a fish and you have fed him for today. Teach him to fish and you fed him for a lifetime". Ipinagmamalaki kong sabihin sa inyo na lahat ng kapatid ko ay may kanya kanya ng trabaho.

8. Kung marunong magbudget ang pamilya mo, magpadala ka ng minsanan lang. Ako, isang beses magpadala sa ٣ buwan dahil marunong magbudget si nanay. Sayang din ang remittance fee kung buwan buwan, di ba?

9. Kung may garage sales, ukay, o store na makakamura ka sa mga bilihin, pumunta ka. Kahit saan ata ako pumunta, suki ko na ito. Maniniwala ba kayong ang employer ko noon sa Middle East ay kasama ko pa sa ukay-ukay?! Kung sya na may perang pambili ay nakakapunta doon, ikaw pa kaya?! Mag-ingat na lang sa damit na may konting mantsa sa kilikili o kaya maitim ang leeg. Malamang, may anghit ang may-ari nyan. haha! Ibabad muna ang damit sa pwede makatanggal ng bacteria. I am sure, meron yan sa bahay ng amo mo..
Kung andyan ka sa bansa na uso ang coupons, ipunin mo yun. Kaibiganin si 10-90% off pati ang discounts ng iyong suking tindahan. Makakaipon ka sigurado!

10. Ang pagtawag, pagtxt at pag-internet ay dapat din budgeted. Kung may roaming ka, mas mabuti. Ang roaming # ko ay pitong taon ko na gamit dahil gamit ko na ito sa Pinas bago pa ako nag-abroad. Pinapaloadan ko ito ng ٣٠ pesos every ٢months dahil pwede maexpire ang simcard kapag di naloadan sa loob ng ٢months. Maswerte ka kung naka ١taon na walang load yan ay gumagana pa. Pero kung ang pamilya mo ay tintxt ka lang tuwing swelduhan time, mabuti pang wala ng roaming. Bawas sama ng loob pa.
Kung mura ang pagtawag, okay lang kahit maya-maya. Pero kung may laptop ka, pwede naman siguro ay idaan na lang sa chat. Kahit na 3 oras kayo mag-usap sa chat, 60 pesos lang ang gastos ng pamilya mo. Lahat sila, makikita mo pa. Tiis-tiis talaga!

11. Kung hindi marunong magtipid ang pamilya mo, ikaw ang magtabi. Ito ang isang gawain ko pa. Hindi nasaid ang wallet ko or ang atm ko. Binibigyan ko ng limit ang sarili ko na once na yan na lang ang perang natira sa account ko, ibig sabihin ay zero balance na ako. Halimbawa, dati noong sa Pinas ako, may isang libo ako na nakatira sa wallet ko. Pag yan na lang ang natira, wala ka na mahihiram sa akin o kaya di na ako gagastos. Nung naospital ang pamangkin ko, di na kami naghagilap pa. Maliban doon, may atm pa ako na ako lang ang may alam. Ngayon, alam nyo na rin. Noong nag-abroad na ako, pag ٥٠٠$ ang natira sa ipon ko, sasabihin ko sa'yo na wala na akong pera..hehe.. Again, hindi mo alam kung kelan ka mangangailangan ng pera. Tandaan, kapag oras ng pangangailangan, hindi lahat ng kaibigan or katrabaho ay maaaring mag-abot ng tulong sa iyo. Wala kang aasahan kundi ang sarili mo. Naranasan ko iyan noong halos ١yr ako nawalan ng permanenteng kita sa abroad. Ang ginawa ko noon, ipinadala ko sa nanay ko ang naipon kong alahas na nabili ko sa middle east. Pang emergency din yun. Hindi kasi ako nagpadala sa loob ng mga panahong yun. Ang ipon ko noon, mahigit ٢k$. Kung wala akong naipon na ganyan, baka kung ano na ang nangyari sa akin. Isang tip mula kay Sir Dennis De Guzman, Kung nakaka-uwi ka sa Pilipinas, maari kang magbukas ng isang bank account sa Pilipinas na huhulugan mo ng iyong ipon.

*Mas maganda kung ikaw lamang ang nakaka-alam ng account na iyon at hindi rin dapat iyon savings account. May mga special accounts ang banko na mas mataas ang interes kaysa saving account. Siguraduhin mo na ang account na iyong bubuksan ay pwede mong direktang hulugan sa pamamagitan ng remittance.*

*12. Kung may alam kang ibang bagay, gamitin mo ito para makatipid. Ako ang gumugupit, nagkukulay at nagrelax ng buhok ko. Nakatipid na, sarili ko lang ang pwede ko sisihin pag palpak. Pag mahaba ang buhok mo, itali mo sa itaas at gupitin ng diretso. Pagtanggal mo ng tali, tyak na layer ang gupit mo. Konting ayos lang, pwedeng sabihing professional ang gumupit. Mag-ingat lang sa pagrelax dahil nagkaroon ako ng sunog sa anit noon haha!*

*Kung marunong kang magluto, gamitin mo rin yun. Nagbusiness ako ng empanada noong pasko. Sayang din ang kinita ko.*

*May makina rin akong nabili sa ukay-ukay. Ginamit ko pangrepair sa pants ng mga kaibigan ko. Nahiya akong maningil kaya by donation na lang. Ang Asians ay maliliit kaya laging kelangan ng repair ng damit na binili.*

*PAG-UWI NG PINAS*

*13. Wag maging padrino ng lahat. Kasalanan ng iba sa atin ang manlibre kaliwa't kanan kaya ang iniisip ng iba, pag abroad ka, mayaman ka dahil sa asta na rin ng ibang bakasyunista. Sa bagay, sinusulit lang ang bakasyon. Pero tandaan mo, pagbalik mo ng ibang bansa ay isang buwan ka na naman bago magpadala. Magtira ka para sa sarili mo at sa pamilya mo. Maniwala kayo at sa hindi, ang tanging nailibre ko lang sa mga kaibigan ko noong nagbakasyon ako ay spaghetti at softdrinks lang noong pumunta sila ng bahay. Nahihiya silang ayain akong uminom dahil di naman ako tanggera.*

*Tandaan: It's not how much your salary is. It is how you save and spend your money wisely.*

*May nabasa rin po ako.. Ang iba raw, ang ginagawa nilang formula ay SALARY – SAVINGS = EXPENSES o kung di kaya, magtabi daw ng 10% ng monthly salary.*

*Tama din po yan. Pero may pag-uugali tayong dahil alam nating may nakatabi o may tatanggapin sa sunod na sweldo, wala rin tayo pakundangan kung gumastos. Ibig sabihin, Kulang ka sa DISIPLINA!!!!*

*Tayong OFW, punung puno ng pangarap noong umalis ng Pilipinas pero nang kumita ng malaki, nakalimutan ang mga pangarap na yun at puro luho ang inatupag o kaya naman ay inubos na sa pagpapadala sa pamilya. Kung lifetime ang buhay mo sa abroad at nakakasigurado kang forever ang dating ng ginto sa'yo, goooo ka lang sa pagwawaldas/pag-uubos ng pera mo. It's your life, ika nga.*

*Hindi po ako kuripot. Marunong lang sa pera! Katunayan, kaya ako payat dahil sanay ako sa lakaran. Kung may apointment ako 2kms mula sa lugar ko, umaalis ako nang maaga para maglakad. Mahal ata ang taxi or pamasahe sa bus. Tandaan ulit, ang pera na hawak-hawak mo ay foreign currency. Dito sa akin, 2.50$ ang pamasahe sa bus at 90minutes lang ang expiration nyan. Ang laki na nyan sa Pinas. Ang ginagawa ko, lagi akong nagmamadali sa mga lakad ko para tipid.*

*Maaaring sabihin nyo sa akin, ikaw ang nagpapakahirap, nasisigawan at napapagalitan ng amo. Di mo man lang ba bibigyan ng reward ang sarili mo? Tama ka! Pero dapat merong limitasyon. Sabi nga, ang pag-iipon ay decision mo. Yan ay buhay mo. Pero kung gusto mong guminhawa ang buhay mo, magtiis ka muna. Pag may ipon ka na, doon ka na bumili ng gusto mo. Kung mamamatay man ako na di ko naenjoy ang pinaghirapan ko, masaya naman akong may maiiwan sa mga taong mahal ko.*

*At the age of 27, I can call myself a self-made woman dahil narating namin ang buhay na ito na may malaki akong partisipasyon. Iba ang buhay namin noon sa buhay namin ngayon. Nagsikap ako, nagtipid at ngayon ay unti-unti ko na nakikita ang pinaghirapan ko. Ang madalas ko sabihin sa nanay ko noong konti ang pinapadala ko, "Nay, tiis muna tayo dahil nag-iipon ako para sa ating lahat".*

*Kung mahal mo ang pamilya mo, subukan mong gawin ito para sa kanila. Masaya kang maibigay ang luho nila pero mas masayang makita ang bunga ng iyong pinaghirapan. Ako, I couldn't be happier that my family will live in our own house. At pag nagbakasyon ako, matutulog na ako sa sarili kong kwarto at di na iintindihin pa ang monthly rent. Kung meron man, yun ay monthly payment na sa sarili kong bahay. At ang kaligayahang nararamdaman ko at ng pamilya ko ngayon ay di lang panandalian kundi pangmatagalan.*

*Salamat po sa pagbabasa. Sana may natutunan kayo kahit kaunti. Hindi ko po pala sinasamba ang pera. Kaya ganito ako dahil sa pamilya ko at gusto ko ay makita ko ang lahat ng pinaghirapan ko dito sa abroad.*

*PS. Iwasan ang taong materialistic. Ito man ay kaibigan, boyfriend or girlfriend dahil sila ang maglilimas ng iyong pinaghirapan..hehehe..*

*(definitelyfilipino.com)*




*Mga sagot ni Skh. Abdulhadie Gumander na itinala ni Bro. Abdullah Tabing*

# TANONG AT SAGOT

## Ang Zakatul Fitr



*TANONG: Ano po ba ang eksaktong halaga ng pagbibigay ng Zakatul Fitr para sa bigas at sa pera?*

*SAGOT: Bismillah, Alhamdulillahi Wassalatu Wassalamu Ala Rasulillah, Waala Alihi Wasahbihi Waba'd. Ang halaga ng Zakatul Fitr dito sa Kuwait ay isang Dinar (1 KD) sa bawat isang tao, nag-aayuno man o hindi, lalaki man o babae, matanda man o bata.*

*Kung bigas naman ay dalawang kilo at kalahati (2.5 kg.) ayon sa pananaw (fatwa) ng Committee ng Iftar, Ministry of Awqaf and Islamic Affairs dito sa Kuwait.*

*TANONG: Para sa mga ofw na kagaya ko, saan ba ang mas mainam na magbigay ng Zakatul Fitr, sa Pinas ba o dito nalang sa Kuwait?*

*SAGOT: Ayon kay Abu Hanifa( kaawaan siya ng Allah) at sa committee ng Iftar dito sa Kuwait, maaring ipadala sa ibang bansa kung iyon ang mas mainam para sa mga tumatanggap nito. Kung saan mas maraming dukha o mahihirap, o kung saan ang mga kamag-anak na nararapat na tumanggap ng Zakah. Kaya mas mainam din itong ibigay na pera o salapi para mas madaling ipadala o mas magaan para sa nagbibigay nito.*

*TANONG: Katanggap- tanggap ba sa batas ng Islam para sa isang babae na ang kanyang kasintahan ang magbibigay ng Zakatul Fitr para sa kanya?*

*SAGOT: Kung ang magkasintahan ay hindi pa kasal, ibig sabihin hindi parin sila mag-asawa. Kaya walang obligasyon ang sinuman sa kanila para sa isat-isa, ngunit obligasyon nilang dalawa ang magbigay ng Zakatul Fitr. Wala ring masama kung isa sa kanila ay magbigay para sa isa ng kawanggawa at ito ay ibibigay bilang Zakatul Fitr.*

*TANONG: Pagdating sa araw ng paghukom, ano ba ang katayuan ng isang taong nagbibigay ng Zakatul Fitr at sa taong hindi nagbibigay?*

*SAGOT: Ayon sa isang hadith ni Abdullah Ibno Abbas (Kalugdan siya ng Allah) sinabi niya: Ang Sadaqatul Fitr (Zakatul Fitr) ay paglilinis ng nag-aayuno sa kanyang mga pagkakamali, at pagkain sa mga dukha. Ang mga sinaunang mga pantas sa Islam ay nagsabi ding; ito ay katulad ng dalawang pagpapatirapa (bilang kabayaran) sa pagkakamali sa dasal. May mga nagsabi din sa mga pantas na kung ang isang nag-aayuno ay sadyang hindi nagbigay nito ay hindi tatanggapin ng Allah ang kanyang pag-aayuno. Ang allah lamang ang higit na nakakaalam!*

*Para sa nais magtanong, mag-email sa: joselitotabing@gmail.com*

# NEGOSYO – ISANG KWENTO

by Rah

Nagpatayo ng negosyo ang tatay ko. Mejo malaki narin ang nagastos niya, pero may feeling ako na hindi ito kumikita. Kanina, habang agahan, nag-uusap ang pamilya tungkol sa status ng negosyo at may mga nasabi ang nanay at tatay ko na nag-transform sa akin sa isang migraine boy.

Sabi ng tatay ko, "...ok lang malugi ang negosyo, ipapasara nalang natin yan kung hindi yon kikita..." Sabi naman ng nanay ko, "...Let us forgive ourselves kung magkamali man tayo, trial and error lang talaga..." Ang kapatid ko naman na lalaki, marami siyang suggestions, at active siya sa lahat ng diskusyon everytime na magkakaroon ng pag-uusap tungkol sa negosyo. Pero sa bawat idea na maisip niya may idea din ang tatay ko kung bakit hindi yon gagana. Ang kapatid ko na babae, ang dapat na general manager ng negosyo, ay kasalukuyang missing in action 10 days na namin hindi nakakausap dahil nasa isang academic training.

Nung matapos na lahat magsalita, nakatingin na sila sakin, ineexpect nila na may sasabihin ako. Pero hindi ako nagsalita. Sabi ko, "wala akong comment" - pero hindi ata nila 'to narinig. Pero sa totoo lang, marami akong comment. Pero ayaw ko masaktan ang damdamin ng nanay at tatay ko. Hindi ako business major, wala akong sariling malaking negosyo, maliban sa online shoe store namin ni heart heart. Hindi ako nagmamagaling, pero pagdating sa negosyo meron akong pinaniniwalaan na pilosopiya, base narin sa mga obserbasyon at nababasa ko.

Hindi ok na malugi ang isang negosyo. Hindi maganda na mindset na "ok lang na malugi yon." Failure is not an option. Last resort na yung feeling sorry, pero hindi pa napapanahon yon, dahil nagsisimula pa lang. Hindi mo dapat inaanticipate ang failure. Failing to plan is planning to fail. Sinabi ko na dati na bago yon ipatayo, gumawa ng feasibility study. Walang feasibility study na ginawa. Nagrely lang sa fact na malapit sa school at sa isang subdivision ang puwesto ng negosyo. Ang negosyo ay pinagpaplanuhan. Sinabi ko narin dati na gumawa ng business plan. Ang business plan ay dapat nasa papel. Nakasulat dito ang mga standard procedures kung paano tatakbo ang negosyo. Eto ang pinaka guide book ng negosyo. Sa simula palang, meron ka na dapat idea kung saan, sino, kailan, paano, papatakbuhin ang negosyo. Dapat ay nai-imagine mo ang lahat, hanggang sa pinakamaliit na detalye.

Brain storm. Open ka dapat sa lahat ng mga ideas. Ibig sabihin, marunong ka dapat makinig. Hindi mo dapat binabara ang mga tao na may suggestion kung paano mapapalago ang negosyo mo. Kasama narin dito ang pagfeel sa mga customers mo. Nilalagay mo yung paa mo sa sapatos nila. Ang negosyo na nagsisimula palang ay parang bagong panganak na sangol. Dapat pinagtutuunan ng pansin. Hindi mo lang dapat iniiwan yon sa mga empleyado. Meron dapat accounting system. Hindi sapat na nililista lang sa logbook lahat ng nabenta. Dapat ina-account mo lahat ng nagastos mo, at lahat ng pumapasok na pera. Yun lang ang paraan para malaman mo kung kumikita ka. Lalo na kung medyo malaki ang puhunan na nilabas mo.

Iba pang pwede magamit na business tools: Benchmarking - dapat ikinukumpara mo ang negosyo mo sa ibang kapareho mo rin na negosyo. Strategic management. Forecasting. At iba pang quality management tools. Ang point ko lang, hindi porket, may kapital ka, may binebenta ka, at may pwesto ka, e kikita ka na. Art and Science ang pagnenegosyo. Yun ang alam ko. Hindi lang ako masaya sa narinig ko kaninang umaga. Alam ko naman na pwedeng iapply ang mga nasabi na principles. Ang problema, ayaw lang nila makinig.

Magpatayo daw kami ng sarili naming negosyo sabi ng tatay ko. Tama ba yon? Simula non, ayaw ko na magbigay ng suggestion ko. Hindi din naman pala hinihingi. (skwalog.blogspot.com)

Ang bahaging ito ay hatid sa inyo ng ICSA Computer Institute, sa 8th floor, Panasonic Tower, Maliya, Kuwait. Dito ay maaari kayong magpa-enroll ng Bachelor of Science in Business Administration (BSBA) major in Business Management o Business Marketing. Sa mga ganitong kurso ay malalaman ninyo kung papano patakbuhin ang sariling negosyo. For more information, tawag lang sa 22467301, 22403408, 99302850, 96621592. Ang kanilang website: www.icsa.us

# DOON PO SA AMIN

*Ni Teo T. Antonio*

*Doon pos a amin, bayang Babilonya,*
*Karamay karatig bayang binendita,*
*Merong mag-asawang isang don at donya*
*At bugtong na anak, si Donya Marcela.*

*Nang isang umagang siya'y nanunuklay*
*Sa bintana nila sa gawing silangan,*
*Di kaginsa-ginsa'y siyang pagdaraan*
*Santong beatikong galing sa simbahan.*

*Ang wika ng ina: "Ay, Donya, anak ko,*
*Itigil mo muna ang panunuklay mo.*
*Pag nakaraan na santong beatiko*
*Saka mo tapusin ang sa gawing dulo."*

*Sumagot sa ina'y kalapastanganan:*
*"Lumuhod ka Ina't ako'y pabayaan.*
*Marami na akong bayang napuntahan*
*Di ko pa nabasa ang libro mong iyan."*

*Di pa natatapos sinasabing libro*
*Heto na ang apoy na sumisilakbo,*
*Nasunog ang kilay, sumunod ang ulo,*
*Hindi tinugutan kundi maging abo.*

*Di ako natakot munti man sa budhi,*
*Kamatayan natin walang pinipili;*
*Papa ma't kardinal, prinsipe ma't hari,*
*Dukha ma't mayaman sa lupa uuwi.*

*Mula sa aklat "Pag-unawa Sa Ating Pagtula, Pagsusuri at Kasaysayan ng Panulaang Filipino" ni Virgilio S. Almario (Pambansang Alagad ng Sining sa Panitikan)*

# PINOY RECIPE

Ni Sister Um Ismael

*(Iba't Ibang Luto ng Itlog)*

*RELYENONG ITLOG*

*MGA SANGKAP:*

*4 nilagang itlog*
*2 kutsarang keso, niyadyad*
*1 kutsaritang suka*
*½ kutsaritang asin*
*¼ kutsaritang mustard*
*mantikilya*

*PARAAN NG PAGLULUTO:*

*1. Hatiin ang mga itlog pahaba*
*2. Tanggalin ang pula at masahin*
*3. Idagdag ang keso, suka, asin, mustard at mantikilya*
*4. Ibalik sa inalisang puti ng itlog*
*5. Maaaring maghalo ng tinadtad na hamon*
*6. Sa halip na suka ay maaari ring gumamit ng mantikilya*

*ENSALADANG ITLOG*

*MGA SANGKAP:*

*4 nilagang itlog ng manok*
*2 kutsarang sweet pickles (hiwang pino)*
*2 kutsarang celery (hiwang pino)*
*3 kutsarang mayonesa*
*kaunting asin*

*PARAAN NG PAGLULUTO:*

*1. Balatan ang mga itlog at hiwain sa gitna*
*2. Maingat ng ibukod ang mga pula*
*3. Masahin ang pula ng itlog at ihalo rito ang sweet pickles, celery, at mayonesa*
*4. Timplahan ng asin at haluin*
*5. Ipalaman ang pinaghalong mga sangkap sa bawat kabiyak na puting itlog*
*6. Ilagay ng halos umaapaw ang sangkap*
*7. Iayos sa bandeha nang may palamuting mga dahon ng celery o letsugas sa mga gilid*
*8. Palamigin sa refrigerator bago ihain*

*(Source:Piling-piling Lutuing Pilipino, R.P.Nem Singh, G.V.Manaog; Isa-Jecho Publishing Inc)*

MAY NAGDISENYO BA NITO?

# Ang Paglalakbay ng Sea Turtle



**ALAM MO BA?**

- Pagkatapos mangitlog ng babaing pagong, tinatabunan niya ang mga itlog at iniiwan na ang mga ito.
- Para makalabas sa shell, ginagamit ng maliliit na pagong ang kanilang espesyal na ngiping tinatawag na caruncle, na natatanggal din pagkalabas nila.
- Sa dagat ginugugol ng sea turtle ang 90 porsiyento ng buhay nito.

● Ang paglalakbay ng sea turtle mula sa dako kung saan ito nanginginain patungo sa dalampasigan kung saan ito nangingitlog ay itinuturing ng mga mananaliksik na "isa sa pinakakahanga-hangang nagagawa ng isang hayop." Kaya sa loob ng maraming dekada, gustung-gusto nilang pag-aralan ang reptilyang ito.

**Pag-isipan ito:** Tuwing dalawa hanggang apat na taon, ang mga babaing pagong ay nagtutungo sa dalampasigan para mangitlog—mga isang daang itlog sa isang pugad—at tinatabunan ang mga ito ng buhangin. Kapag napisa na, pumupunta sa karagatan ang mga ito para simulan ang kamangha-manghang paglalakbay na sa kabuuan ay maaaring umabot nang mga 12,900 kilometro. Pagkalipas ng mga taon, ang mga babaing pagong na malalaki na ay bumabalik para mangitlog—doon sa mismong dalampasigan kung saan sila napisa!

Paano nila nagagawa ang paglalakbay na ito? "Parang mayroon silang magnetikong mapa," ang sabi ng biyologong si Kenneth Lohmann ng University of North Carolina, sa Estados Unidos, na sinipi sa *National Geographic News.* Ipinakikita ng pananaliksik na natutukoy ng mga pagong ang lokasyon nila sa pamamagitan ng pagdetek sa anggulo at lakas ng magnetic field ng lupa. Dahil sa kamangha-manghang kakayahan na ito, nakapaglalakbay ang bagong-pisa at walang-kalaban-labang mga reptilyang ito nang mga 12,900 kilometro sa Atlantiko "nang hindi umaasa sa ibang pagong," ang sabi ni Lohmann.

**Ano sa palagay mo?** Nagkataon lang ba ang kakayahang maglakbay ng sea turtle? O may nagdisenyo nito?





(Mula sa Gumising! magazine ng Watchtower Bible and Tract Society, Philippines)

CENTER

المركز الكويتي الفلبيني الثقافي
Kuwait Philippine Cultural Center

# KPCCenter Ramadan Quiz 2012

1st Price: KD200
2nd Price: KD150
3rd Price: KD100
10 Consolation Prices KD20 each



Ramadan Kareem

PANGALAN ______________________________
TELEPHONE ______________________________
CIVIL ID ______________________________
ADDRESS IN KUWAIT ______________________________
E-MAIL ______________________________

*Mga Kundisyon ng Raffle Draw:*

1. *Ang lahat ng lahok na isusumite na may 20 na wastong sagot ay makakasama sa raffle.*
2. *Ito ay para sa mga Filipino lamang na nandito sa Kuwait, babae o lalaki.*
3. *Isang lahok lamang sa bawat pangalan.*
4. *Isumite ang form na ito na may sagot na, sa tanggapan ng KPCCenter sa Farwaniya, or i-text ang inyong mga sagot (example 1a, 2b, 3c, etc.) sa 50213781 (for TXT only) o sa email: kpcc2006@gmail.com kasama ang inyong pangalan, telephone#, civil ID#, at email.*
5. *Ang mga mananalo ay aming tatawagan, at ilalabas sa Kuwait Time Filipino Panorama.*
6. *Ang petsa ng pagsusumite ay hanggang October 15, ang raffle draw sa araw ng EID AL-ADHA, October 25, 2011.*

*Bilugan ang Titik sa Tamang Sagot :*

1. *Kabilang sa mga nakakasira sa pag-aayuno sa araw ng Ramadan?*
   *a. pakiki-pagtalik b. pagkain ng nakalimutan c. pagtulog d. pagbasa ng Qur'an*
2. *Sino ang mga taong nag-aayuno sa buwan ng Ramadan?*
   *a. mga Muslim b. mga Hindu c. mga Kristiyano d. mga Budhist*
3. *Kailan ipinag-diriwang ng mga Muslim ang Eidul Fitr ?*
   *a. pagkatapos ng Ramadan b. sa Disyembre c. sa Nobyembre d. sa Mayo*
4. *Kalian ipinag-diriwang ng mga Muslim ang Eidul –Adha?*
   *a. pagkatapos ng Hajj b. Pagkatapos ng Ramadan c. Sa Isra walMiraj d. November*
5. *Sino ang huling sugo na pinadala ng Diyos sa mundo?*
   *a. Mohammad b. Hesus c. Moises d. Abraham*
6. *Saang lugar sa Kuwait matatagpuan ang Kpccenter?*
   *a. Farwaniya b. Salmiya c. Abbasiya d. Omariya*
7. *Anong buwan ipinag-diriwang ng mga Kuwaiti ang "Araw ng Kalayaan" ng kanilang bansa?*
   *a. February b. March c. April d. May*
8. *Ano ang tawag sa hari ng bansang Kuwait?*
   *a. Amir b. Shiekh c. Sultan d. Modir Raizi*
9. *Saan matatagpuan ang pinak-malaking buwaya sa buong mundo?*
   *a. Pilipinas b. Nepal c. Indonesia d. Australia*
10. *Saan matatagpuan ang embahada ng Pilipinas sa Kuwait?*
    *a. Faiha b. Jahra c. Salmiya d. Farwaniya*
11. *Ano ang sumisimbulo sa 3 bituin na makikita sa watawat ng Pilipinas?*
    *a. Luzon, Visayas, Mindanao b. Bulacan, Bohol, Batangas c. Mindoro, Surigao, Tawi-tawi*
    *d. Visaya, Palawan, Maguindanao*




**12.** *Ilang beses ang obligadong dasal sa araw-araw ng mga Muslim?*

*a. 5 b. 4 c. 6 d. 3*

**13.** *Anong Aklat ang inihayag ng Allah kay propetang Hesus?*

*a. Ebanghelyo b. Qur-an c. Tora d. Zabor*

**14.** *Saan matatagpuan ang pinaka-malaking Mosque dito sa Kuwait?*

*a. Sharq b. Hawally c. Jahra d. Fahaheel*

**15.** *Sino ang babaeng Bayani na tinaguriang Ina Ng Katipunan?*

*a. Melchora Aquino b. Gabriela Silang c. Corazon Aquino d. Teodora alonzo*

**16.** *Ano ang pinakamahabang ilog sa Pilipinas?*

*a. Cagayan River b. Pasig River c. Loboc River d. Agusan River*

**17.** *Saan matatagpuan ang "Green Island" sa Kuwait ?*

*a. Salmiya b. Hawally c. Shaab d. Jabriya*

**18.** *Anong Pambansang Sasakyan ng Pilipinas?*

*a. Kalesa b. Bisikleta c. Kariton d. Jeep*

**19.** *Anong taon nangyari ang kalayaan ng bansang Pilipinas?*

*a. 1898 b. 1899 c. 1948 d. 1949*

**20.** *Ano ang magazine ng KPCCenter?*

*a. Pag-usapan po Natin! b. Panorama c. Kuwait Philippine Time d. Filipino Magazine*

**21.** *Sino ang tinatawag na "ama ng kasarinlan" sa Pilipinas?*

*a. Manuel Quezon b. Apolinario Mabini c. Andress Bonifacio d. Jose Rizal*

**22.** *Ano ang pinakalumang unibersidad sa Pilipinas?*

*a. UST b. UP c. UM d. PUP*

**23.** *Sino ang Amir ng Kuwait ngayon?*

a. *Jabir Al-Ahmad Al-Jabir Al-Sabah*
b. *Salem Al-Ahmad Al-Jabir Al-Sabah*
c. *Sabah Al-Ahmad Al-Jabir Al-Sabah*
d. *Nasser Al-Ahmad Al-Jabir Al-Sabah*

**24.** *Sa Pilipinas anong lungsod ang tinawag na Islamic City?*

*a. Marawi City b. Cotabato City c. Zamboanga City d. Davao City*

**25.** *Ano ang capital ng bansang Kuwait?*

*a. Kuwait b. Fahaheel c. Salmiya d. Farwaniya*

**26.** *Ano ang pangalan ng pinak-malaking masjid sa Kuwait?*

*a. Masjid Al-Kabir b. Masjid Almulla Saleh c. Masjid Al-Salem d. Masjid Al-Mutawa*

**27.** *Isa sa pinaka-magandang Falls sa Pilipinas na matatagpuan sa North Cotabato ay ang?*

*a. Asik Asik Falls b. Pagsanjan Falls c.Maria Christina Falls d. Akila Falls*

**28.** *Ano ang tamang batayan sa pag-sisimuls at pagtatapos ng Ramadan?*

*a. Buwan b. kalendaryo c. Araw d. Bituin*

**29.** *Anong Buwan sa Hijri Calendar inihayag ang Qur an?*

*a. Ramadan b. Shaaban c. Shawwal d. Muharram*

*30. Sino ang propetang dumating bago ang huling propeta?*

*a. Hesus b. Muhammad c. Moses d. Abraham*




# ARABIC
## KUNG PAANO ITO NAGING WIKA NG MGA INTELEKTUWAL

SA LOOB ng maraming siglo, ang pangunahing wika ng mga intelektuwal ay Arabic. Pasimula noong ikawalong siglo C.E., isinalin at iwinasto ng mga Arabeng iskolar sa iba't ibang lunsod sa Gitnang Silangan ang mga akda sa siyensiya at pilosopiya mula pa sa panahon nina Ptolemy at Aristotle. Sa gayon, naingatan at napagyaman nila ang mga akda ng sinaunang mga iskolar.

### Nagkasama-sama ang Iba't Ibang Kaalaman

Pagsapit ng ikapito at ikawalong siglo C.E., bumangon ang bagong mga pulitikal na kapangyarihan sa Gitnang Silangan—ang dinastiyang Umayyad na sinundan ng dinastiyang Abbasid. Dahil naimpluwensiyahan ng Gresya at India ang kanilang mga sakop sa Arabia, Asia Minor, Ehipto, Palestina, Persia, at Iraq, ang mga bagong tagapamahala ay nagkaroon ng maraming mapagkukunan ng kaalaman. Ang mga Abbasid ay nagtatag ng bagong kabisera, ang Baghdad, kung saan nagkasama-sama ang iba't ibang kaalaman. Doon, nakahalubilo ng mga Arabe ang mga Armeniano, Berber, Copt, Griego, Indian, Judio, Persiano, Turko, Tsino, at Sogdian, na nasa ibayo pa ng Oxus River, tinatawag ngayon na Amu Dar'ya, sa Gitnang Asia. Magkakasama nilang pinag-aralan at pinagdebatihan ang iba't ibang larangan ng siyensiya anupat lumawak ang kanilang kaalaman.

Hinimok ng mga tagapamahalang Abbasid sa Baghdad ang likas na matatalino, anuman ang kanilang pinagmulan, na itaguyod ang intelektuwal na pagsulong ng imperyo. Sistematikong tinipon at isinalin sa Arabic ang libu-libong aklat tungkol sa iba't ibang paksa, kabilang na rito ang alchemy, arithmetic, geometry, medisina, musika, pilosopiya, at pisika.

Si Caliph al-Manṣūr, na namahala mula 754 hanggang 775 C.E., ay nagpadala ng mga kinatawan sa korte ng Byzantium para kumuha ng mga akdang Griego tungkol sa matematika. Sinundan ni Caliph al-Ma'mūn (813-833 C.E.) ang kaniyang yapak sa gayo'y napaunlad ang pagsasalin sa Arabic mula sa wikang Griego, isang gawain na nagpatuloy sa loob ng mahigit dalawang siglo. Kaya sa dulo ng ikasampung siglo, naisalin sa Arabic ang halos lahat ng akdang Griego sa pilosopiya at siyensiya. Pero higit pa sa pagsasalin ang ginawa ng mga iskolar na Arabe. Sumulat din sila ng sarili nilang mga akda.

*Dayagram ng mata na ginawa ni Ḥunayn ibn Isḥāq*



*Isang pahina ng "Canon of Medicine" ni Avicenna*

## Kontribusyon ng mga Arabe

Napakahusay at napakabilis magsalin ng maraming tagapagsaling Arabe. Kaya naman ayon sa ilang istoryador, malamang na pamilyar ang mga tagapagsaling iyon sa paksang isinalin nila. Bukod diyan, ginamit ng maraming iskolar ang mga isinaling materyal bilang basehan ng sarili nilang pagsasaliksik.

Halimbawa, ang doktor at tagapagsaling si Ḥunayn ibn Isḥāq (808-873 C.E.), isang Kristiyanong nagsasalita ng Syriac, ay nakatulong nang malaki sa larangan ng optalmolohiya. Ang kaniyang akda, na may tumpak na dayagram ng anatomiya ng mata, ay naging saligang reperensiya sa optalmolohiya sa mga lupaing Arabe at sa Europa. Ang pilosopo at doktor na si Ibn Sīnā, kilala sa Kanluran bilang si Avicenna (980-1037 C.E.), ay sumulat ng maraming aklat tungkol iba't ibang paksa gaya ng etika, lohika, medisina, at metapisika. Ang kaniyang malaking koleksiyon, ang *Canon of Medicine,* ay batay sa kaalaman sa medisina noon, kasama na ang mga ideya ng bantog na mga pilosopong Griego na sina Galen at Aristotle. Sa loob ng mga 400 taon, ginamit ang *Canon* bilang saligang aklat sa medisina.

Nagsagawa ang mga mananaliksik na Arabe ng pag-eeksperimento, na napakahalaga sa pagsulong ng siyensiya. Kaya naman muli nilang kinalkula ang sirkumperensiya ng lupa at itinama ang impormasyon hinggil sa heograpiya na nasa akda ni Ptolemy. "Kinuwestiyon nila maging ang kaalaman ni Aristotle," ang sabi ng istoryador na si Paul Lunde.

Ang pagsulong sa kaalaman noon ay napakinabangan sa mga proyektong gaya ng pagtatayo ng mga imbakan ng tubig, paagusan, at waterwheel, na ang ilan ay makikita pa rin hanggang ngayon. Ang mga bagong akda sa agrikultura, botanika, at agronomiya ay nakatulong sa mga magsasaka sa pagpili ng pinakamabuting pananim para sa isang partikular na lugar, sa gayo'y naging mas masagana ang ani.

Noong 805 C.E., si Caliph Hārūn ar-Rashīd ay nagtayo ng isang ospital, ang

kauna-unahan sa kaniyang napakalawak na imperyo. Di-nagtagal, nagkaroon na rin nito ang bawat pangunahing lunsod na sakop niya.

### Mga Bagong Sentro Para sa Pag-aaral

Ang ilang lunsod sa mga lupaing Arabe ay may mga aklatan at mga sentro kung saan ang isa'y maaaring magpakadalubhasa sa isang partikular na larangan. Sa Baghdad, itinatag ni Caliph al-Ma'mūn ang isang institusyon sa pagsasalin at pananaliksik na tinawag na Bait al-Hikma, na nangangahulugang "Bahay ng Karunungan." Ang ilan sa mga kawani roon ay mga suwelduhang iskolar. Sinasabing ang pangunahing aklatan sa Cairo ay may mahigit sa isang milyong aklat. Sa Córdoba naman, na kabisera ng dinastiyang Umayyad sa Espanya, ay may 70 aklatan na dinarayo ng mga iskolar at estudyante mula sa iba't ibang lupaing Arabe. Sa loob ng mahigit dalawang siglo, ang Córdoba ay isang pangunahing sentro ng kaalaman.

Sa Persia, ang kaalaman ng mga Griego sa matematika ay humalo sa kaalaman ng India, kung saan nadebelop ng mga matematiko ang sistema ng paggamit ng numerong zero at ang positional notation. Sa sistemang ito ng pagsulat ng mga numero, ang value ng bawat numero ay depende sa posisyon nito at sa puwesto ng simbolo para sa zero. Halimbawa, ang numerong isa ay maaaring mangahulugang isa, sampu, sandaan, at iba pa. Isinulat ni Lunde na dahil sa sistemang ito, "naging simple ang pagkukuwenta at nadebelop ang algebra." Malaki rin ang naging kontribusyon ng mga Arabeng iskolar sa geometry, trigonometry, at nabigasyon.

Ang malaking pagsulong sa siyensiya at matematika sa mga lupaing Arabe ay kabaligtaran ng sitwasyon sa ibang dako. May pagsulong din sa kaalaman sa Europa noong Edad Medya, pangunahin na sa mga monasteryo, para ingatan ang akda ng mga sinaunang iskolar. Pero kakaunti lang ang nagawa nila kumpara sa mga Arabe. Gayunman, noong ikasampung siglo, nagbago ang sitwasyon nang makarating sa Kanluran ang mga salin ng mga akdang Arabe. Nang maglaon, dumagsa na ito at umakay sa muling pagsigla ng siyensiya sa Europa.

Oo, ipinakikita ng kasaysayan na hindi lang isang bansa o lahi ang nasa likod ng kasalukuyang pagsulong sa siyensiya at iba pang mga larangan. Malaki ang utang na loob ng mas mauunlad na kultura ngayon sa mga kultura noon na sumuporta sa pananaliksik, kumuwestiyon sa kaalaman ng naunang mga iskolar, at nagpasigla sa mga intelektuwal.





***Mga Arabeng iskolar sa isang aklatan sa Basra, noong 1237 C.E.***

(Mula sa Gumising! magazine ng Watchtower Bible and Tract Society, Philippines)

# Samahang T.R.O.P.A.








Ang TROPA TEAM ay muling lumahok sa 3rd conference ng MBL(Mario›s Basketball League). Taos pusong nagpapasalamat ang buong TROPA sa mga taong sumuporta at nagbigay ng tulong. Maraming salamat po kina Mr.&Mrs. Angie and Thommy Worthman, Mr. Elpidio Mallari, Mr. Rodel Gutierrez, Mr.&Mrs. Tiffany and Bonnie, Kuya Mario, Rolly, Peter, Nallie, Mr. Wilfredo Glorioso, Rolando Quilona, Joan, Raffy, Laddie, Analiza, Jenny, Mark, Dennis, Edward, Victor, Fredo, Robie, Imelda; kayo po ang dahilan kung kayat nanatiling matatag ang samahang TROPA. Mabuhay po kayo lahat!

*[ Ang TROPA (TRue Overseas Pinoy Association) ay isang Filipino Organization dito sa bansang Kuwait na handang tumulong sa kapwa lalong-lalo na sa mga pilipinong hikaos at hirap sa pamumuhay. Sa pangunguna ni Ginoong GAHLA N. DE JESUS, ang founder at kasalukuyang chairman ng TROPA, kung saan hinimok niya ang kanyang mga opisyales at lahat ng mga membro, para iparating sa ibang mga Pilipino ang kahalagahan ng pagtulong sa kapwa Pinoy. Ang TROPA ay nananawagan at inaanyayahan ang mga Pilipinong nais tumulong sa kahit na maliliit na paraan na nagmula sa kanilang mga puso, na sumali at umanib sa samahang ito. Para sa karagdagang impormasyon, tawag lang kay Mr. Carlito Galaus, ang TROPA Secretary sa Tel. 66374183.]*



Ni AbdulQadir E. Laja

# Bagong Buwan

Habang paparating ang buwan (month) ng pag-aayuno, dagdag excitement naman sa mga sumasampalataya, lalo na sa mga matatanda. Ayon sa kanila ang Ramadan ay blessing sa atin, at opportunity upang mapalapit tayo sa Diyos. Kaya bago pa man dumating ang Ramadan (sa buwan pa ng Shaban), sila ay nagsimula nang gumawa ng kabutihan. Ito daw ay upang maging malinis ang kanilang kaluluwa. Ang preparasyon o paghahanda ng sarili ay inihahambing sa isang sakahan o ano pa mang pagtatamnan, maging maganda ang pagtubo ng halaman kung maayos ang pagbungkal ng lupa, at malinis ang paligid.

Marami ang nagtatanong kung kailan mag-umpisa ang Ramadan. Ang iba ay tinitingnan ang kalendaryo, ang iba naman ay naghihintay lang ng announcement. Ang kasagutan ay kinukuha doon sa sinabi ni Propeta Muhammad (sumakanya ang kapayapaan), "simulan ang pag-aayuno kung inyo nang makita (ang crescent ng Ramadan), at huminto na sa pag-aayuno kung inyo nang makita (ang crescent ng Shawwal), ngunit kung hindi ninyo ito makita (ang crescent ng Shawwal) dahil sa maulap ang panahon, ipagpatuloy ang pag-aayuno na mabuo ang isang buwan ng Ramadan na maging tatlumpong araw".

Ang Ramadan ay ika- siyam na buwan ng kalendaryong Hijra, ito ay lunar calendar na binabase sa tinatawag na "moon cycle". Dahil dito, ang crescent ay makikita sa "every first day of the month" kung hindi maulap. Makikita ang crescent (bagong buwan) sa first day ng Shaban, first day ng Ramadan, first day ng Shawwal, at sa iba pang mga buwan (months). Sa unang araw ng Shawwal ang crescent ay palatandaan bilang pagtatapos na ng pag-aayuno, at ito na ang Eid-Al Fitr.

Mga magagandang bagay tungkol sa kalusugan ang naidudulot ng pag-aayuno. Maliban dito, sinasanay tayo ng Allah upang magkaroon tayo ng Taqwa (love, and fear of God), matutunan natin ang self-control, honesty, humility, discipline, charity, at iba pa. Ngunit sa katuruan ng Islam, walang kabuluhan ang pagtitiis ng isang tao sa uhaw at gutom at iba pang paghihirap (dahil sa fasting), kung hindi ito makapag bago sa kanyang masamang pag-uugali. Ibig sabihin, kung hindi niya mabago ang kanyang sarili (kahit kaunti man lang), mula sa masasamang gawain tungo sa kabutihan, ang kanyang pag-aayuno ay walang saysay.



# MAGTAWANAN TAYO

## (Kung natawa ka na noon, tawa na ulit ngayon…)

Ni Issa Mohammad Tragua, e-mail: jorgetragua@yahoo.com

AMO: Inday, magluto ka na pag-alis ko ha?!
INDAY: Ano po ang lulutuin ko?
AMO: It's up to you!
(Pag-uwi ng amo)
AMO: Inday, bakit ketchup at tuyo ang ulam natin?
INDAY: Di ba sabi ninyo kanina, 'yan ang lutuin ko?! Kitsap Tuyo!

MRS: Naniniwala ka ba na ang babae habang tumatanda ay gumaganda?
MR: Oo naman.
MRS: Sa tingin mo, gumaganda ba ako?
MR: Sa tingin ko, hindi ka tumatanda.

AMO: bakit iniiwan mong walang takip ang ulam? lalangawin 'yan!
INDAY: sigurado pong hende ma'am!
AMO: at bakit?
INDAY: Enespreyan ku pu yan ng Baygun!

Sa Mall. . .
LOLA: huwag kang bibitiw sa palda ko, baka ka mawala.
APO: opo lola
(makalipas ang dalawang oras. . .)
LOLA: Guard, may nakita ka bang bata na may daladalang palda?

(Sa kasalan . . .)
PARI: Sana ang donation mo ay katumbas ng kagandahan at kaseksihan ng pakakasalan mo!
GROOM: Eto po father, 100 pesos ang donation ko.
(Tiningnan ng pari' ang bride)
PARI: Eto iho, sukli, 99 pesos…

Ano ang pagkakaiba-iba sa stress, tension at panic?
STRESS ay kung buntis ang asawa.
TENSION ay kung ang kabit ay buntis.
PANIC ay kung parehong buntis.

ANAK: tay, ano ang pagkakaiba ng confident at confidential?
TATAY: Ikaw ay aking anak, I am confident doon.
Yung kaibigan mong si Jeffrey ay anak ko rin. Iyan ay confidential.

JUAN: ano po ba ang meaning ng I-D-K?
PEDRO: I Dont Know !
JUAN: lahat ng tinanong ko ganyan din sagot, wala ba talagang may alam anong meaning ng I-D-K?

ANAK: tay meron ba tayong kamag-anak na mahihirap?
TATAY: oo naman pero hindi natin sila kilala
ANAK: meron din ba tayong kamag-anak na mayayaman?
TATAY: syempre naman, pero di nila tayo kilala.

PEDRO: pare kelan birthday mo?
JUAN: September 24
PEDRO: Anong taon
JUAN: syempre taon-taon, alangan naming sometimes!

Free Taste
(Sa isang supermarket)
PROMO: Good morning! Free taste po ma'am!
MRS: (tumikim ng isa) Bakit ganito!! lasang bulok!
PROMO: Ayan! Yan po ang mangyayari sa pagkain ninyo pag hindi nilagay sa ref!
Kaya bumili na po kayo ng REF namin!

Super Inday
AMO: day! bakit may bukol si Junior?
INDAY: compromising safety with useless aesthetics, the not-so-well engineered architectural design of our kitchen lavatory affected the boy's cranium with a slight boil at the left temple near the auditory organ.
AMO: (nosebleed)



# PAG-ARALAN ANG ARABIK

Ni Usta. Halima Mantawil
Head, Women Section, KPCCenter

## Lesson 36

| Ang kahulugan sa Tagalog | Pagsasaling titik | Magkakasama na titik ng salitang Arabik |
|---|---|---|
| Tagapaglingkod: nais po ba ninyong uminom ng tsa? | Al-mudheefah: Hal tashrabin shay? | المضيفة :هل تشربين الشاي؟ |
| Pasahero: Hindi po, mas gusto ko ang kape. | Al-Musafirah:La Ufadhilol qahwah | المسافرة: لا ، أفضل القهوة. |
| Tagapaglingkod: Kape na may gatas po ba? | Al-mudheefah: Alqahwatu bilhaleeb. | المضيفة : القهوة بالحليب؟ |
| Pasahero: Opo Kape na may gatas. | Al-Musafirah :Naam alqahwatu bil haleeb | المسافرة: نعم القهوة بالحليب |
| Pasahero: Salamat po | Al-Musafirah: Shukran | المسافرة : شكرا |
| Tagapaglingkod: wala pong anuman. | Al-mudheefah: Afwan | المضيفة: عفوا |

*Para sa mga Filipinong nais mag-aral ng LIBRENG Arabik, tumawag lamang sa KPCCenter, 24712574 or 24756796 extentions 116 sa mga babae, at 102 sa mga lalaki.*

**5-TAON NANG**

**NAGSI-SERBISYO SA MGA FILIPINO**

**SA BANSANG KUWAIT**

**MARAMING SALAMAT PO...**







*Ni Abdullah Joselito Tabing*
*Da'iyah, KPCCenter*

# Kalusugan at Mga Halamang-Gamot



*Sambong (Blumea balsamifera). Ang sambong ay may sangkap na pampanubig na nakakatulong sa pagpapalabas ng urinary stones. Ang pinagpakuluan ng dahon ng sambong ay ginagamit na panglunas sa pamamanas, alta-presyon, rayuma, lagnat at sipon.*



*Tsaang Gubat (Ehretia microphylla Lam). Inihahahnda na parang tsa-a, ang Tsaang gubat ay epektibong nakakapagpagaling ng intestinal motility. Ito rin ay ginagamit bilang pangmumuog sapagkat ang mga dahon nito ay may mataas na sukat ng fluoride.*



*Niyog-niyogan (Quisqualis indica L.). Ang Niyog-niyogan ay kilala din bilang "Chinese honey suckle". Ito ay epektibong nakakapagpalabas ng mga bulate sa bituka lalo na ang Ascaris at Trichina. Ang mga tuyo at hinog na mga buto lamang ang nakagagamot -- buksan at kainin ang mga buto dalawang oras bago kumain (5 hanggang 7 buto sa mga bata at 8 hanggang 10 buto para sa mga matatanda). Kung hindi lalabas ang mga bulate nang isang dosi, maghantay ng isang linggo bago ulitin muli ang dosi.*

*ni Ust. Mohammad F. Sumaway*
*Da'iyah, KPCCenter*
*Kuwait*



# ANG PAGKAKAPANTAY PANTAY SA ISLAM

Eid Mubarak

Inaalis ng Islam ang lahat ng mga bagay na nakakasagabal sa mga kasapi ng Islamikong pamayanan upang maayos at masaya nilang maisagawa ang kanilang lehitimong karapatan. Hindi pinahihintulutan ang anumang uri ng pagtatangi-tangi (discrimination) sa Islam. Ang lahi, kulay, lugar o wika ay hindi dapat magbigay ng natatanging katayuan ng sinoman sa Islamikong pamayanan. Ito ay ipinatutupad upang maiwasan ang hindi pagkakaisa ng mga mamamayan. Ang paglalahad na ito ay batay sa pahayag ng Banal na Qur'an: "O Sangkatauhan! Maging mapitagan at masunurin kayo sa inyong Panginoon na lumikha sa inyo mula sa isang tao (Adan) at mula sa kanya ay nilikha Niya ang kanyang asawa (Eba), at mula sa kanilang dalawa ay nilikha Niya ang maraming lalaki at babae. Matakot sa Allah, mula sa Kanya ay nanggaling ang inyong magkaugnay na karapatan at (huwag putulin ang ugnayan) ng mga sinapupunan (na nagluwal sa inyo) sapagkat katiyakan na ang Allah ay lagi nang nagmamasid sa inyo." (Qur'an 4:1)

Batay din sa sinabi ng Propeta ng Allah (saw):

"O Sangkatauhan! Ang inyong Panginoon ay Isa. Ang inyong Ama ay isa, at lahat kayo ay mula kay Adan at si Adan ay nilikha mula sa alabok (ng mundo). Katotohanan ang kapuri-puri sa harap ng inyong Panginoon, ang Makapang-yarihang Allah, ay ang mapitagan sa lahat. Walang nakakahigit na hindi Arabo kaysa sa Arabo at walang nakakahigit na Arabo kaysa sa hindi Arabo. Gayon din, hindi hihigit ang may balat na pula kaysa sa puting kulay. O kaya ay nakakahigit ang may puting kulay kaysa sa pulang kulay, maliban kung ito ay mapitagan at masunurin (lagi nang nakakaalala sa Allah sa buhay at sa gawa)". (Iniulat ni Ahmad)

Batay sa katuruan ng Islam, ang pinagmulan ng sangkatauhan at ang lahat ng lahi nito ay iisa na walang pagtatangi. Hindi pinahihintulutan ng Islam na magkaroon ang mga Muslim ng pagmamataas dahil sa kanilang pinagmulan (angkan) o dahil sa katayuang panlipunan at sa pagkakaroon ng ari-arian at ng iba pang tulad nito. Ang Propeta ng Allah (saw) ay nagsabi:

"Ang Makapangyarihang Allah ay pinawi ang gawaing pangmamataas na ito, na palasak (na kaugalian) bago dumating ang Islam, nang ang karamihan ay mapagmalaki ng dahil sa kanilang pinagmulang lipi. (Ngunit) lahat ng tao ay nagmula kay Adan at si Adan ay nilikha (lamang) mula sa alabok (lupa)." (Iniulat ni Abu Dawoud)

Karagdagan nito hindi pinahintulutan ng Islam ang lahat ng uri ng pagtatangi. Noong una, ang mga Hudyo at Kristiyano ay isinaalang-alang na mataas ang kanilang lahi. Batay dito, ang Allah ay nagpahayag ng katotohanan tungkol sa kanila katulad ng pahayag ng Banal na Qur'an:

"Ang mga Hudyo at Kristiyano ay (kapwa) nagsasabi: "Kami ang mga anak ng Allah at Kanyang minamahal". Sabihin, 'kung gayon bakit kayo ay Kanyang pinarurusahan sa inyong mga kasalanan?' Hindi! kayo ay mga tao lamang, at Kanyang pinatatawad ang sinomang Kanyang maibigan at pinarurusahan Niya ang sinomang Kanyang naisin. At ang Allah ang nag-aangkin ng kapamahalaan sa kalangitan at kalupaan at lahat ng nasa pagitan nito at sa Kanya ang pagbabalik (ng lahat)." (Qur'an 5:18)

*[Mula sa aklat "Ang mga Karapatan ng Tao sa Islam," ni Abdul-Rahman Al-Sheba]*

# BASA A MORO

*Inisulat ni Usta. Pahima Guiabal*
*Da'iyah, Cultural Field Worker*
*KPCCenter, Women Section*
*Kuwait*

## MAPIYA KAPAGUPAKAT KANO BABAY

Niya manem so ped a kawagib no babay kani kaluma nin، na so mapiya a kapagupakat kano babay، ya ma - to na pagadatan so babay sa tidto، dili kalipungetan sa aden anto na payd-paydo bo na nalipungetan den ni kaluma nin، kagina so kapagadat kano babay sa map - ya ukit na isa inya a sipat no mama sa so ento a mama na mapiya mama ka mabagel i paratiyaya nin kano Allah، na sanden sa mama a dili nin pagadatan so b - bay na so ento ba a mama na dala tapekin a mama kagina dala sekanin zipat sa mapiya mama.

Aden anya isa a Hadeeth a makaenggay ko salkano a so niya Hadeeth na nakaukit kani Abi Hurayrah (r - di-Allah ho anho)، pidtalo no pangahulo tano a Nabi Muhammad (salla-Allaho alayhi wasallam)؛ ((Na ya den pinakatarutop i paratiyaya no manga mama a n - maratiyaya na so entayn i pinakamapiya sa kanilan i palangay (mapiya i adat)، endo ya manem pinak - mapiya salkano na so entayn i mapiya i adatin kano manga kaluma nilan (a manga babay))). So niya a Hadeeth na yalon nakapanudtol na si At-Tirmidhie، mapiya inya Hadeeth. Aden pan anya a satiman a H - deeth، pidtalo no pangahulo tano a Nabi Muhammad (salla-Allaho alayhi wasalla)؛ ((Ya den mapiya salkano na so entayn i mapiya salkano (i kapagupakatin) kani kaluma nin، na saki den (tigo Nabi) i pinakamapiya (i kapagupakat) kani kaluma ko)).

Kagina ka mayto، na yatano kinapamlabit kano niya ba a manga Hadeeth na kalu-kalo so niya na makae - gay a guna-guna kano manga suled nami a manga mama labi den so manga mama a kulang i kapag - dat nilan kano manga babay، pantag manem kano manga mama a mapiya i adat endo mapiya i kapag - pakat kano manga babay na so niya man na bilang patadem-tadem bo kagina so agama tano a Islam na kadsusuled endo kapamagenggaya sa yamayto na so kapatadem-tadem kano uman ni isa salkitano.

Italos tano bo o miyog so Allah…



*Inisulat ni Ust. Muslimin Palami Bhiruar*
*Public Relation & Information*
*KPCCenter, Kuwait*
*e-mail: aymus8118@yahoo.com.*

## KATAYA SO MANGA DU'AH A KINOWA KO HADIS :

"ALLAHOMMA ASLAMTO NAFSEY ILAYKA ، WA WAJJAHTO WAJHEY ILAYKA ، WA FAWWADTO AMREY ILAYKA ، WA ALJAA'TO ZAHREY ILAYKA ، RAGBATAN WA RAHBATAN ILAYKA ، LA MAL-JAAN WA LA MANJAN MINKA ILLA ILAYKA ، A-MANTO BIKITA-BIKA ALLAZEY ANZALTA ، WA BINABIYYIKA ALLAZEY ARSALTA "

" O Allah na inidsurender ko so ginawako r'ka ، inisa - gorko so biyasko r'ka، initapnayko so langon o man - golako r'ka ، inibtadko so talegkodanko r'ka، sa lilini ago kal'k r'ka، daman a egkambalinganan ago egkapagapasan yaditabiya na S'ka، piyaritiyayangko so inituronengka a kitab "QUR"AN" ، ago phaginogotangko so Nabengka "MOHAMMAD ALAYHISSALAM" atagin a inipapai - engka "

" ALLAHOMMA IJ-ALLEY FEY QALBEY NOWRAN ، WA FIY LISA-NEY NOWRAN ، WA FIY BASSAREY NOWRAN ، WA FIY SAM-EY NOWRAN ، WA AN YAMEYNIY NOWRAN ، WA AN YASA-REY NO - RAN ، WA MIN FAWQEY NOWRAN ، WA MIN TAKHTEY NOWRAN ،WA MIN AMA-MEYB NO - RAN ، WA MIN KHALFEY NOWRAN ،WAJ-ALLEY FIY NAFSEY NOWRAN ، WA AHZEM LEY NOWRAN

" O Allah na baloyangka ko pusongko i sigay ،ago balo - angka ko dilako i sigay ، ago baloyangka ko kabphang - laylay ko i sigay ، ago baloyangka ko kabphakikinegko i sigay ، ago baloyangka ko kawanan ko i sigay ، ago balo - angka ko biwangko i sigay ، ago baloyangka ko kapuro - anko i sigay ، ago baloyangka ko kababangko i sigay ، ago baloyangka ko egkasangoranko I sigay ، ago baloyangka ko taligkodanko i sigay ، ago baloyangka ko ginawako i sigay ، ago pakasindawangka raki I sigay "

# BISAYA

## *MGA PULONG MINUBO O LINAKTOD*

*Ni Sister Sarah Mailyn Rodriguez*

*KITANG katawhan mahiligon kaayong mopamubo (shorten) o mopalaktod sa litok sa mga pulong pahiuyon sa estilo ug uso o kaha pagpasayon sa paglitok nga dili bikil sa dila. Bisan sa ubang pinulongan anaa usab kining pagmubo, pananglit sa "because" nga gihimo na lang "coz", ubp.*

*Sa Binisaya, may duha ngadto sa tulo ka pulong nga gimubo o gilangkob aron paglaktod sa litok. Kini pagasulaton nga sumpay o usa na lang ka pulong (one word) sanglit lisod man hisabtan kon ibulag ang letra o silabang gilaktod paglitok. Pananglit, ang pulong "ayaw", hisabtan pa ba kon sulaton na lang "ay"?*

*Ania ang pipila nga akong nahagpat:*

*akoy (ako ing) - Akoy nagkaon sa saling bahaw dihas lamesa.*
*ana (niana /ingon niana) - Sama ana ron, unsaon pa nimo pag-adto nga gauwan man!*
*ani (niani) - Unsaon ta man ani nga ngitngit man!*
*awa (tan-awa) - Awa na nuon na ron.*
*aybya (ayaw baya) - Aybya mo pangutot, ha!*
*aybyag (ayaw baya og) - Aybyag lakaw kon di pa ko maabot.*
*aygyod (ayaw gayod) - Aygyod paglakaw.*
*aygyog (ayaw gayod og) - Aygyog kaon ana.*
*ayko (ayaw ko) - Ayko ilara, Syo!*
*aykog (ayaw ko og) - Aykog samoka, Ga, ha!*
*aylag (ayaw lang og) - Aylag adto, Dong.*
*aylang (ayaw lang) - Aylang paglakaw.*
*aymig (ayaw kami og) - Aymig pakan-a anang pan-os.*
*aymog (ayaw kamo og) - Aymog lakaw kon way pamahaw.*
*ayna (ayaw na) - Ayna lang to bayri.*
*aynag (ayaw na og) - Aynag usab, ha!*
*ayni (ayaw kini) - Ayni palabya, Pre, kay tagsa ra ni mahitabo.*
*aynig (ayaw kini og) - Aynig abseni, Pre.*
*ayno (ayaw kuno) - Ayno pag-adtog gabii.*
*aynog (ayaw kuno og) - Aynog kaon kon di siya maabot.*
*ayra (ayaw ra) - Ayra god paglangas dinha.*
*ayrag (ayaw ra og) - Ayrag pabadlong, god!*
*dik-a (dili ka) - Dik-a patuo!*
*dik-o (dili ko) - Dik-o moadto, uy!*
*dim-an (dili man) - Dim-an sad sila mangadto.*
*dim-i (dili mi / dili kami) - Dim-i kaadto kon dik-a moadto.*
*din-a (dili na) - Aw, din-a lang.*
*ingana (ingon niana) - Ingana man gyod nag mahubog bataa.*
*inganaon (ingon anaon) - Inganaon pagluto og humba.*
*ingani (ingon niani) - Ingani man pirme ilang sud-an.*
*ingato/inato (ingon niadto) - Ingato baya ilang balay.*
*ingini (ingon niini) - Di ingini ilang kahimtang, uy!*
*ini (niini) - Sama ini kadako ilang balay.*
*kato (kadto) - Kato diayng ila ni Undo, ingani man pod.*
*katong (kadto nga) - Katong buanga to nga gadako lang mata.*
*marika (umari ka) - Marika ka ra, Inday.*
*mayna (maayo na) - Mayna kaayo ni ipares sa bahaw.*
*maynana (maayo niana) - Maynana idespatsar na lang.*
*maynani (maayo niani) - Maynani ibaligya gyod.*
*maypa (maayo pa) - Maypa tuod.*
*saman (unsa man) - Saman, sugot mo?*
*samay (unsa man ing) - Samay dugayan god!*
*siyay (siya ing) - Siyay nagkawat sa akong bawon.*
*wam-an (wala man o wala na man) - Wam-an kahay problema?*
*wam-ay (wala man ing) - Aw, wam-ay misupak.*
*wan-a (wala na) - Wan-a man kaha, larga na.*
*wan-ay (wala na ing) - Wan-ay lain?*
*uska (usa ka) - Nalimtan nuon namo ang uska sakong bugas.*
*silas (sila si) Nangadto silas Tomas ug Paeng sa Sugbo.*

*Kining mga pulonga magamit kaayo labi na diha sa karakterisasyon o pagpakita og kaakto sa hitabo. Pipila lamang kini ug lagmit may daghan pa kon libwason gayod pagsiksik.--*

*Angay Timan-an: Kiniy usa sa mga hinungdan nga dili gayod angay butangan og apostrope ang mga pulong gitapo o gihugpong (contract) o giwagtang (omit) pagtimaan sa mga letrang nawala o nadugang sama sa gisagop nga estandard sa ubang pinulongan.*

*Labihang daghana niini diha sa Binisaya ug busa ang paggamit sa apostrope, gawas nga makahatag nag kalaw-ay sa panan-aw, lagmit pa nga makamugna lang nuog inkonsistensi.*

# BISAYANG JOKES

*Sa Jeep…*
*PETRA: bayad daan oh…*
*DRIVER: asa ni gikan?*
*PETRA: sa ako›a!*
*DRIVER: asa ni padulong?*
*PETRA: sa imoha!*
*Na suya ang driver gitagaan ug kulang na sukli si Petra…*
*PETRA: nong, kulang mani, pila diay ang down town?*
*DRIVER: ngano, paliton nimo?*
*TAGAM LAGI!*

*PEDRO: bolpen kaba?*
*(Nasuya na si Petra sa mga pick-up lines…)*
*PETRA: o, bolpen ko, nganu man?*
*PEDRO: hala! bolpen nag istorya!*

*JUAN: unsay buot ipasabot sa effort bai?*
*PEDRO: ah effort lang wa ka kabalo? kana gung landin-ganan sa erflane!*

*KUSTOMIR: Day, mainom ning tubig ninyo?*
*TINDIRA: Naa ba diay tubig nga makaon?!*
*KUSTOMIR: Dili ba, basig hugaw ni?*
*TINDIRA: Aw, hugasi!!!*

*Driver: Palihug lang beh, katong mga bati'g nawng, naog na kay naay checkpoint sa unahan.*
*(Usa ka pasahero nitubag): Unya boss, kinsa nama'y mo-drive?*

*Bata nagsuroy ug maroya*
*BATA1: maroyaaaaaaa! maroyaaaaaaa!*
*(Nadunggan ni Bata 2 ug nigawas…)*
*BATA2: saba oi! nag spaghetti man gani mi diri gipanabi ba namo, maroya pa?!!*

*Sa klasrum..*
*TITSER : Hoy Pedro! ngano man intawong na tulog ka sa klase!*
*PEDRO: Ayy, sorry maam. Bugnaw man gud kaayo ka'g tingog maong nakatulog ko..*
*TITSER: Wala man lage nakatulog ng uban?*
*PEDRO: Aw, wala na sila naminaw nimu maam!*

*IN A MISS BARANGAY PAGEANT*
*Question to candidate*
*#5: unsa man ang angay nimung buhaton para mu-asenso kini nga barangay?*
*C#5: ug nganong aq*
*man jud ang inyong lisud lisuron nga naa mn c kapitan? thank you!!*

# Pinoy Directory Kuwait





**Philippine Embassy Kuwait**
*Faiha Area, Block 6, Villa No. 153*
*Nouman Bin Basher St. corner Damascus Road*
*Tel. 22511806 ext. 2013 e-passport*
*Tel. 22511806 ext. 2015 marriage inquiry*
*Tel. 22528422 ext. 2001 operator*
*Fax no. 22511805*
*www.philembassykuwait.gov.kw*

**POLO (Phil Overseas Labor Office)**
*Faiha Area, Block 6, Villa No. 152*
*Nouman Bin Basher St. corner Damascus Road*
*Hotline 995-58527*
*Tels. 22528433, 22525082*
*Email: polokuwait2012@yahoo.com*
*Email: jabriyaowwakwt2011@gmail.com*

# Mag-aral ng

# "BASIC MASSAGE THERAPY"

**KPCCenter Women Section ONLY**

**Registration and Participation is available any-time of the following schedule:**

**SUNDAYS / WEDNESDAYS (2 hours session)**

**8:30 AM – 10:30 AM**

**6:00 PM – 8:00 PM**

**FRIDAYS (2 hours session)**

**8:30 AM – 10:30 AM**

**1:00 PN – 3:00 PM**

**6:00 PM – 8:00 PM**

**8 Hours every month in 6 months.**

**For more information call KPCCenter WOMEN Section**

**Tels. 24712574 ext. 116 or 24756796**

